# ANG KAHABAG-HABAG NA BUHAY

# NANG DAMA INES

## SA KAHARIANG PORTUGAL

## ALILA NANG ISANG PRINCESA

## SA BAYANG ESPAÑA MULANG PAGKA BATA.



Ca. 1920



# ANG KAHABAG-HABAG NA BUHAY

# NANG DAMA INES

## SA KAHARIANG PORTUGAL
## ALILA NANG ISANG PRINCESA
## SA BAYANG ESPAÑA MULANG PAGKA BATA.

Isang di pa ukol mamukang bulak-lak
sa tangkay nang nasay kusang nagsumikat
at ang kabanğuhay pinahalimuyak
sa madla't maraming tatarok na pantas.

Yaong pamumukoy sakaling bubot man
pinitas na pilit nang kapanğahasan,
at isinasagasa sa dî makayanang
bigat nang dadalhin nagsilbing aliwan.

Kaya ang sino mang may hanğad na dibdib
magkamit nang pula sa gagawing awit,
hindi kasiraang ito'y mapagsapit
nang isang para kong bagong nagkaisip.

Ipagpalagay ko sa nanğag-aaral
matututo kaya ang hindi turuan,
palo nang maestro ang ika-aalam
nang bala-balaking dapat matutuhan.

Maging turo ninyo at pamalong handa
ang pintas sa aking maligaw na tula,
nguni't kung dapat na ang mabasang wika
huwag nang katkatin nang hindi masira.

Dito'y hanggahan ko ang ipagsusulit
puno mang salita sa ibig makinig,
alin malabong versong mariringgig
kayo na ang siyang bahalang mag-isip.

Ang sabi sa isang Historiang natunghan
mulang maging puno sa bayang Portugal,
ang haring Alfonso'y may anák na tunay
na isang Príncipe Nicanor ang ngalan.

Ito ay laon nang ulila sa iná
nguni't nang mamatáy ay nakakasal na,
doon sa butihing princesa Armina
panglabang bulak-lak nang taga España.

Ang Princesang ito'y may ina-alila
isang damang sapul mulang pagkabata,
ang pagtingin niya't labis na andukha
mahigit sa isang kapatid na mutya.

Ano pa't ang balang matáng makamasid
inaanyayahan sa gawang pag-ibig,
at sa kagandahan niya'y ina-akit
ang manga bituing nanaba sa Langit.

Marami't makapal na nangag si irog
sa damang kay Inés niyong paglilingkod.
may Hari't principe manga kaballeros
ang tigas nang dibdib ay di nalamuyot.

Sa gayon nang gayon humaba nang araw
puso ni Nicanor naman ay dinalaw,
sa hibong maraya nitong kalupaan
sa himalang ganda nang damang naturan.

Yaong katatagan nang lulanang dibdib
mang lubhang maraming bigat nang pag-ibig,
ay kusang nalukso't biglang natagilid
sa along marahas nang maraming sakit.

Anong di paglubog kaya sa hilahil
nang daong nang pusong tigib sa pag giliw,
lalo't kung ang binhi nang naging pananim
hindi mamumunga nang dapat anihin.

Isang dapit hapong ibig nang talikdan
nang sinag ni Febo ang sangdaigdigan,
pumasok si Inés sa jarding aliwan
tangkang iwawaksi ang sukab na lumbay.

Anyong mamumupol siya't mamimitas
nang bala-balaki't mabangong bulak-lak,
príncipe Nicanor pala'y namamalas
ang pinaglagakan nang araw nang sinag.

Agad sinalubong nang bating mahinhin
ang astrong dumayo sa hamak na jardin,
narito ang puso nang abang alipin
sa manga yapak mo ay inihahain.

Nalabo ang ningning nang batóng diamante
sa handog na galang nang bunying príncipe,
nawalan ang dila't tumapon ang dili
aywan kung yao'y sa hiyang malaki.

Sa anyong nakita'y nagulumihanan
puso ni Nicanor at saka nagsay-say,
Langit aba langit lalong kamatayan
ang asang panglunas sa ikabubuhay.

Diwa ay wala nang mahigpit na hirap
sa mahal mong puso't nagsilbing kamandag,
para nang maturang ako'y lumiliyag
sa mukha ni Febong dito ay nalagak.

Hindi kasiraan marangal na dama
ang ako'y mamahay sa ipagdurusa,
ñguni't lalong hirap niyaring kaluluwa
ang di mo pagtugon ñgayon at paghuma.
Banta ko'y labis na naging kamandag
sa mahal mong puso ang bating pagliyag,
ito y di kinusa sapagka't ang hagap
sa tunod nang sinta'y hindi nakaigtad.
Masdan mo kung hindi nagtarak sa dibdib
ang timong mahapdi nang may balang sakit,
sa gayong pagluhog, tumugon si Inés
Nicanor, Nicanor, Nicanor, ay bakit.
Ano't nabighani ang dakilang ningning
umirog sa isang hamak na alipin,
una'y sa andukha nang princesang giliw
mamatáy na ako kung tuturang taksil.
Alin kayang mukha ang maitutunghay
bukod kay Armina't ibang makamalay,
kung sundin ang huling ¿aba kamatayan?
tugon ni Nicanor tapus na ang buhay.
Diyata poong ko't di magluluwat
ang higpit nang iyong puso sa paglingap,
masdan mo't sa balang pag-itan nang ugat
nagtirik ang tunod nang palalong hirap.
Iniinot-inot nilang iniinom
ang dugo sa pusong aking dumadaloy,
hanggang di matuyo yata'y iaahon
at sa harapan mo'y kusang ilulungoy.
Hindi na pagluha itong ginagamit
at tunay nang dugo niyaring aking dibdib,
sa gayong dalitang narinig ni Inés
munti nang nalukso ang andukhang bait.

Dangan sumasapin ang hiyang malaki
isa'y sa princesa at sa tangang puri,
nguni't dinaramdam sa ganang sarili
ang nakitang anyo sa bunying príncipe.

Sa habag nang dama'y lihim na nanatak
yaong butil butil na daloy nang perlas,
at saka winikang Nicanor ay sukat
sa ibang panahoy lutasin ang usap.

Naghiwalay silang kapuwa may luha
ang isa'y sa dusa't ang dama'y sa awa,
nanhik sa palacio't nang di mahalata
nang bunying princesa ang lihim na nasa.

Habang lumalakad ang takbo nang Araw
ang hiling nang sinta'y sumusunod naman,
kaya't sa ligaya nang pagsasamahan
ang isa't nang isa ay nakikiramdam.

Sa balang sandali ang tapon nang mata
ay ibinubunto sa butihing dama,
gáyon din si Inés naman sa kaniya
walang kilos na di lihim na pagsinta.

Sa ligaya nang hindi napapawi
laging dumadalaw ang lilong pighati,
at ang katiisa'y inalulugami
nang kapuwa sintang layaw na aglahi.

Manang isang araw ang bunying princesa
nanaog sa jardi't nag-aliw nang dusa,
príncipe Nicanor na sintang asawa
muling nagsiyasat sa butihing dama.

Hindi mo pa kaya poon nailsip
itong mangyayaring tugon sa pag-ibig,
nababandila na sa lupa at Langit
ang kamatayan ko ngayong masasapit.

Handa na irog ko at laan sa buhay
at yaring-yari na ang takdang libingan,
nakinikinitang dili maliliban
pagpanaw sa mundo nang aking katawan.
Marahil ay di na lumiban ang oras
at ako'y tapusin nang sukabang hirap,
nguni't lugód ko na sa mahal mong harap
kung yaring paghinga'y magkawatak-wataw
Hindi ko rin naman hangad ang lumawig
sa laman nang mundo kung magkakasak t,
bagkus ninanasang ako'y matahimik
sa bayang payapa niyaong taga Langit.
Yamang kung sa lupa'y walang magmamahal
nang abang-aba kong naging kapalaran,
aanhin ang lugód, aanhin ang layaw
kung ang ibang puso'y siyang mag-aalay.
Ano pa't sa aking handog na pagliyag
wala na, wala nang kakapit na lunas,
liban sa lingap mo nguni't kung magbuhat
sa ibang kandungay hindi na papayag.
Sapagka't sa aking puso'y ang dumakip
ang silo nang iyong mahalagang titig,
sa pakanang pain nang mahal mong dikit
natuntong sa bitag ang payapang dibdib.
Yayang di na hangad ngayon nang paggiliw
ang ako'y mabuhay kungdi lilingapin,
sa mahal mong harap mahangay lutasin
ang aking hininga; príncipe ay tigil.
Wala na ang aking dibdib at inubos
nang madla't maraming awang nagkukukot,
Nicanor ay tamnan ang puso mo't loob
nang binhi nang aking magiging panagot.

Sapagka't hindi pa dapat na sumungaw
ang sinag sa iyong dibdib nang pagtanaw,
pagka't ang princesang iyong minamahal
ay nabubuhay pa ¿aba kamatayan?

Ano't nagtitigil kayo't dî mag-ubos
magsabay sa aking buhay na tumapos,
napahinto rito't ibig na mangapos
ang tangang hininga, ang dama'y dumulog

Sumapayapa ka sa udyod nang sakit
nang hindi maramay ang buhay ni Inés,
at hanggang may mundo't ang Langit ay Langit
ikaw ang larawa't sakbibi nang dibdib

Ang pangakong ito'y di na mag-ilba
sa buhay na ito't hanggang pangalawa,
walang magtatangan nang pag-iisa-twa
dini sa dibdib ko kungdi nga ikaw na.

Datapuwa't hintin lamang na mamatáy
butihing Arminang asawa mong túnay,
at saka-sakaling ako'y mauna man
sa bayan nang Langit kita'y hinihintay.

Sapagka't walang pangyarihang sukat
ang hinihingi mo'y ngayon na maganap,
at kahihinayangang sayaran nang lamat
salamin nang puri nang esposang liyag.

Pakaasahan mo príncipe Nicanor
hinihintay kita sa habang panahon,
nang pagka bao mo sa usap na yaon
si Armina'y siyang pagdating na roon.

Walang nakaimik sa hiya nang puso
at ibig pumulas halos yaong dugo,
niyaong alang-alang at pagkakasundo
kung ano't inabot sa pagayong anyo

Princesang marangal ay hindi umimik
at sila'y binati nang may tawang sulit,
dakilang príncipe at butihing Inés
bulak-lak sa jardi'y sakdal nang dirikit.

Inialay niya tanang pinamitas
sa dalawang dibdib niyong nag-uusap,
isinabit niya't nang kusang lumipas
ang hiya sa gayong anyong napagmalas.

Di nagpahalata loob ni Armina
nang anu-anumang sa príncipe't dama,
pagka't kinukuro sa sarili niya
ang magbigay puri lalong mahalaga.

Mana ay sa gayon nang malibang araw
parang lumilipas ang nakitang bagay,
ang bunying princesa'y nagmamasid lamang
dapuwa't ang puso'y may tinagong lumbay.

Tuwing ikikilos ang mahinhing titig
lihim na patapon sa anyo ni Inés,
sa gayon ang dama'y hindi makatiis
ninasang ilayo ang kalong sa dibdid.

Dumulog na siya at saka nagwika
niyong pamamanhik na may halong hiya,
huwag ikagalit nang mahal mong nasa
ang anyayang handog nang niluha-luha.

Iyong marapatin butihing Armina
na ako'y maglibang sa tahanang Quinta,
upang matimawa sa alay nang dusa
na ikalalagot nang tangang hininga.

Princesa'y tumugon sa hiling ni Inés
anong bagay kaya't ikaw ay aalis,
iiwan mo ako ¿anong laking sakit?
di parang nawalan ako niyaong Langit.

Ang sagot nang dama ilang araw lamang
at muling babalik ang tugon ay hintay,
bakit ninasa mong ako ay maiwan
iilag sa piling nang pagsasamahan

May nagawang lihis kaya yaring loob
sa pagtitinginan ang damay sumagot,
wala at alangan itong sangsinukob
itumbas sa madlang pakita mong loob.

Hindî pagtatampo at walang anuman
na kahi't sa galit ang pagpapa-alam,
kaya tulutan mong manga ilang araw
upan din ang talim nang dusa'y masubhan.

Di rin malalaon at muling babalik
ikaw ang bahala ang sagot kay Inés,
kung ang iyong puso sakaling may galit
huwag palubusin ¡ay aba ko Langit!

Ibig na hilahin nang saliwang palad
ang aking hininga, Inés ay patawad,
dahilan sa bagay na dî ko matatap
ang pag-alis ngayo't sa aki'y pag-ilag.

Sa nakitang anyo nang butihing dama
nayakag nang habag yaong kaluluwa,
kaya nga't sa tanong itinugon niya
hiya niyaring puso ang umaanyaya.

Hindî nakakibo ang princesang mahal
sa sagot ni Inés na muling tinuran,
at di maialis nang sino't sino man
umilag sa balang dapat pag-ingatan.

Sapagka't tarok na ang lahat nang ito
dî na inusisa ang magiging dulo,
inamin ang hingi't ang bili'y ganito:
magunita mo rin Inés ang buhay ko. 2

Baka ang dahilang iyong iniilag
nang aking abutan kayong nag-uusap,
ang tugon nang dama Armina ay sukat
ang princesa nama'y muling nagpahayag.

Nagpapakunwaring hindî naalaman
ang hiya ni Inés parang nililibang,
pagka't hinihila nang magandang asal
na dapat sa isang pagka dugong mahal,

Ang bagay na yao'y dili tumutugtog
ni kahi't gunita sa pinto nang loob,
ang usapan nila'y dito na nalagot
nahinto sa madla't maraming adios.

Layaw nang princesa dito na napatid
kaya nga't noon di'y dinatnan nang sakit.
una'y sa paglayo nang damang si Inés
at ang paglilihim nang asawang ibig.

Tinitipid sana sa sariling puso
kahi't ikamatáy yaong panibugho,
tanang manggagamot ay dî magkasundo
sa sakit na hindî nila mapagkuro.

Sa dî na mapigil ang takbong mabilis
nang nagtutumuling hiñgang mapapatid,
tinawag nang lihim ang asawang ibig
at saka tinuran ang laman nang dibdib.

Ang buñga nang iyong tinagong pananim
ngayon ay panahong dapat na pitasin,
at ang naging binhi kusang pagpalain
nang wagas na sinta't ganap na pagtingin.

Kung pinawi mo man ngayon ang pag-ibig
dini sa buhay ko't iniwan kay Inés,
ito'y layaw ko pa datapuwa't ang sakit
ang paglilihim mo't sa damang pag alis.

Hindî ko hinañgad sanang pamalayan
ang bagay na ito'y nang di ka magdam-dam,
nguni't lalong sala yata kung sa bagay.
na ipagkait ko sa dapat na hiñgahan.

Bakit harap nañga ako't natutuntong
sa tadhanang guhit niyaong nag-aampon,
halina giliw kong príncipe Nicanor
idugtong ang aking hiniñgang mapuputol.

Sinapupo naman niyong nakikinyig
ang sintang asawang naghihinakit,
karugtong na sabi alalayan Lañgit
ako sa dalita't oras na sasapit

Patawad Nicanor at butihing dama
kayo nama'y gayon sa nagawang sala,
hindi na nakuhang nagsabi nang iba
at agad nañgapos ang tañgang hiniñga.

Hindi umiimik naman ang may kandong
baka kung sagutin ay lalong magtuloy,
buong sapantaha'y di pa napuputol
ang buhay na hindi na inabot nang habol.

Dibdib nang príncipe nagulumihanan
sa sintang asawa nang makitang bangkay,
ñgayon ay tapus na ang sikat nang Araw
na ilaw sa dilim nang kapighatian.

Sinakbibing lubos nang buong paggiliw
larawan nang pusong lubhang matinginin,
saka pinagyama't kusang inibain
sa harap nang amá ang nalabong ning-ning

Mamasdan nang hari sabihin ang hirap
halos na tanghalin nang sang maliwanag,
ang luha sa matá'y gayon din ang habag
sa sintang manungag niyang napahamak.

Agad iginala sa lahat nang sakop
ang mabangis na dusang doon ay pumasok,
magluksa ang reina nang buong pag-irog
dahil kay Arminang kinuha nang Dios.

Natanyag ang gayon pagka utos hari
balang maka-alam ay nagdadalamhati
at kusang naramtan ang lahat nang budhî
nang madlang sakuna at pamimighati.

Sa dam-dam nang gayon panambita't daing
halos na maringig aang manga bituin.
ang masayáng sinag ay nangagkulim-lim
pagpapakilalalang sila'y nagluksa rin.

Dumating ang araw nang kinabukasan
tandang paglilibing sa princesang mahal,
sabihin ang gulo nang sangkaharian
nakayag ang kahi't hindî kaananakan.

Matapos ang libing at nang mapayapa
itong manga bagong kinatihang luha,
napatid na rito ang pagsasalita
hinabol si Inés na damang dakila.

Ano'y nang duruon sa tahanang kinsa
takbo nang balita ay dinating siya,
na ang mapag-ampong butihing princesa
ngayon ay namatay at kalilibing pa.

Natakban ang buong dusa sa pag-irog
binaka nang madlang dalamhati't lungkot,
ang buntong hininga ay dî na nalagot
sa malaking awa't lubhang umaanod.

Nuling namumbalik naman sa gunita
yaong nakaraang pagbibigay hiya,
at bukod sa roon ang pag-aandukha
ay walang kaparis sa bala't nang lupa

Labis na magmahal at magbigay puri
lalo sa kapuwa't sino mang babai,
aling hininga ang dî mapuputi
sa tangkay nang dusa kung madili-dili.

Aanhin ang aking buhay na mag-isa
kungdî idaramay sa bunying princesa,
ang aliw sa mundo at lalong ginhawa
ay hamak sa udyok nang buntung hininga

Anopa't sa madlang nangyari sa buhay
niyaong dakong unang bilang nakaraan,
sa kaniyang puso'y hindî dinaramdam
para nang sumapit ngayong kahirapan.

Naumid ang buong ginhawa at aliw
at walang natira kungdî ang hilahil,
sa puso ni Inés mana'y sa darating
príncipeng may dusang sa luhay nanggaling

Binati si Inés nang ganitong bagay
¡aba luwalhating bagong kalangitan!
bakit ang mukha mo'y pinangulimliman
nang ulap nang sakit at malaking lumbay.

Tumugon ang dama sa pagayong tanong
ang sákit kong ito príncipe Nicanor,
buhat sa asawa napatid na roon
ang pagsasalita't hiningay hinabol.

Dito nahalata nang may sintang tangan
inabot si Inés nang kapighatian,
sanhî kay Armina niyaong pagkamatáy
labis na mag ampon gayon sa magmahal.

Alin kayang luhang walang kasing tipid
ang hindî dadaloy ngayon at babatis,
sa nangyaring buhay nang mapagtangkilik
at kahating tunay niyaring aking dibdib.

Itigil na yaon at ang pagbalikan
ang sadya sa puso nitong dumadalaw,
sumapit na Inés ang taning na tipan
at yaring-yari na ang lahat nang bagay.

Iigtad ang puso sa pagdadalita
malasin nang iyong mahalagang awa,
itong naanod nang matuling baha
at bukal nang aking saring pagluha.

Hindî nakaimik ang butihing dama
kahi't nahihigpit nang maraming dusa,
at pinagbalikan yaong tipan niya
niyaong nabubuhay ang bunying princesa.

Nagkaisa sila sa nayaring usap
hindî tumaikod at kusang ginanáp,
ano pa't ang ilaw nang masayang sikat
nang Araw ay tantóng napawi at sukat.

Ang masayang ning-ning ay pinag-ulapan
nang batóng diamante't nawalan nang kinang
linamon nang laho ang kaliwanagan
at linabong pilit yaong kalupaan.

Sa gayon nang gayon lumago ang binhi
nang kapuwa sintang bumukal sa budhi,
naging supling nila'y lalaking mabunyi
sa kiyas ay ayon ang dalang ugali.

Taguring pangalan kinagisnan doon
sa amáng nag-iwit ináng nagkakandong,
ina-ayos niya sa anyo nang sanggol.
ang mahinhing tawag na si Peña flor.

Sa lugod nang amá'y dî na humiwalay
sa piling nang bunsong minamahal-mahal,
itigil ko rito't hahabulin naman
buhay ni Alfonsong hari sa Portugal

Sapagka at lubhang lablø nang panahon
pagka bao nlyaong príncipe N:canor,
lnakala niyang isalln na noon
ang cetro t corona sa anák na bugtong.

Dangan napagnllay sa sarili niya
yaong maghahari wala pang asawa,
nalsip-isipan sa bayang Navarra
may hinahangaang but.hing prlncesa.

Pinagkuro niya ang gagawing bagay
sakaling kung hindî mayag na makasal,
sa bunying príncipe nang taga Portugal
ang haring dakila sa Navarrang bayan.

Ngunit ang kaniya ngayong minagaling
nagpa-embajada't ang ip'nagbilin,
sa dalawang bagay ay kusang piliin
pag-amin at hindî sa nasang hilingin

Yaon na si Engras at siyang nabutos
maging embajadang sa Navarra'y masok,
nang dumating siya ay nagkakab log
doon sa palacio ang lahat nang sakop.

Binati ang hari nang puspos na galang
tugon ay salamat, at ano ang pakay,
ang sagot ni Engras ay malaking bagay
ang aking pagpasok sa inyong kaharian.

Pinaluklok siya't nang kusang matatap
tungo nang hihingin ngayo't hinahangad,
nang naupo na'y siyang pagsasambulat
nang hiling sa sinta ó kahi't sa armas.

Ito'y ang pasabit pabilin sa inyo
nang kidlat sa digmang baliteng Afonso,
kung baga't susuwayin ay daragsa rito
ang katakot-takot na dusat simbuyo.

Mamayani na sa lahat mong kawa'.
ang sarilling lupit niyong kabangisan,
ang tangang espada'y dî na igagalaw
at sukat na roon kayo y mamamatáy.

Hindî aabutan nang dalawang oras
pugnaw itong reino sa daragsang ningas,
at ang alipatong inyong mamamalas
kabaong at hukay na kasindak-sindak.

Nahan ang pagtingin nang mahal mong dibdib
kung pababaya sa gayong kab g,
at bukod sa rito't ang bili'y mahigpit
huwag palibanin at ganaping pilit.

Ang princesang mahal na anák mong bugtong
siyang ninanasang maging reina roon,
ikasal sa bunying príncipe Nicanor
sa anák na sinta at nabaong laon,

Upang masalinan nang cetro't corona
pagka't si Alfonso'y tantong matanda na,
ito ang dahilan daraanin sa guerra
kungdî tutulutan ang nasang maganda.

Kaya't pagnilayin ang magiging sagot
sa hangad na ito ang hari nag-utos,
hayo na't ihanda ang dapat at ayos
sa paglayag nitong reinang ibinutos.

Hindî kasiraan nang aking corona
itong hinihingi at bagkus dangal pa,
kaya ang winika sa princesa Blanca
gumayak ka ngayon sa pag-aasawa.

Pinalulan agad sa malaking daong
ang bunying princesa't yaong embajador
bigla nang tumulak na di na naghantong
sasakya'y di na inabot nang hapon.

Iwan ang paglayag nilang matahimik
takbo nang salita'y ibaling kay Inés,
pangalawa bilang na tulot nang Langit
bunsong anák niya'y tinawag na Dionis.

Sa lubhang luwalhati nilang kinakamtan
nang bunying príncipe at nang damang mahal
sa dalawang anák na pinalalayaw
mahigit sa isang liwanag nang ilaw.

Takbó nang panaho'y tumuntong sa edad
ang dalawang batang kay Inés na anák,
balang makakita'y inakay nang galak
na kapuwa anyo nang bayaning tikas.

Labing isang taón dala nang panganay
at sampu ang bunso niyang minamahal,
napahinto rito't nagkataon naman
pagsadsad ni Blanca sa bayang Portugal.

Sinalubong siya nang buong cansejo
taning nasasakop nang haring Alfonso,
ipinagdiriwang hanggang sa Palacio
ang magiging reinang kikilanlin dito.

Sa gayong ligayang dinating nang bayan
mana'y sa darating ang príncipeng mahal,
nanhik sa Palacio't siya'y nagtuluyan
humarap sa amáng haring nagmamahal.

Inabut-abutan ang perlas nang dilag
bagong kakukuha sa conchang nag-iingat,
hinandugan niya nang galang na tapat
at nangag-agapay silang nag-uusap.

Wika ni Alfonso sa anák na giliw.
itong bagong sinag nang talang dumating,
siyang ninanasang reinang kikilanlin
kung makasal kayo't korona'y masalin.

Hindî kumikibo ang bunying prínc'pe
sa sabi nang amá't pinagb'gyang puri,
ang akala nila'y tantong mangyayari
gayon din si Blanca ang tuwa'y malakí.

Buong sapantaha nang kanilang loob
príncipe Nicanor may tangang pag-irog,
kaya ñga't hindî na hinintay ang sagot
si'a'y nagpahinga't nang kupasang pagod.

Niyong matahimik ang magulong bayan
nanaog nang lihim ang príncipeng mahal,
tinungo si Irés sa Quintang tahanan
baka nayayamot niyong pag-aantay.

Nang abutan niya ay nagkakaumpok
tatlong mag-iiná ay malaking lugod,
itong dumarating naman ay sumahod
nang daloy nang tuwa sa anák na irog.

Isa-isa niyang hinagka't kinalong
at saka nagbilin sa kay Peña-flor,
ang bunsong si Dionis sa lilim nang ampon
huwag lilimutí't laging isisilong.

Nalis ang prínc'pe't nuwi sa Palacio
siyang pagbibilin nang harin Alfonso,
ñgayon din Nicanor si Blanca'y tingnan mo
at kusang aliwin sa dalang simbuyo.

Sapagka't labis na sa nayaring tipan
pagkakasal ninyo nang pricesang mahal,
kaya aliwin mo't baka nalulumbay
sa pagtahan ditong maluwat nang araw.

Sinunod ang utos nang bunying monarka
nalis ang prínc'pe t dinalaw si Blanca,
nagkataon namang nasalubong niya
bituwin sa Langit na taga Navarra.

Nang magkalapit na'y agad kinamayan
saka inaupo sa sadyang luklukan,
butihing Nicanor ako'y pagtapatan
ang bagay sa sintang aking pinaglakbay.

Tutoo at hindî dapat sa ugali
lumapit ang bakal sa bató balanì,
kung magkagayon ma'y aking pinepawî
pagka't narito na't sinapit nang budhi.

Kaya tapatin mo kung may daang sukat
tahakin ang gayong matuwid na landas,
nang aking pag-irog ang tugon ay sukat
nitong si Nicanor saka nagpahayag.

Yaong sadyang pinto nang sariling budhî
may nag-iingat na nang panarang susi,
at sa aking puso'y kusang nanatili
larawan ni Inés na damang mabunyî.

Kaya ang tawad mo ngayon ay pakamtan
hindî dapat dalhin ang dî makayanan,
hanggan dito'y sukat at ako'y paalam
nalis ang príncipe't si Blanca'y iniwan.

Sa hiyang malaki nang bunying princesa
nag-alab ang puso t hanggang kaluluwa,
sa galit na yaon ang luha sa matá
mahigit sa isang maningas na baga.

Hindî pinaliban nang sandaling oras
dumulog sa harì at ipinahayag,
ang sagot sa akin nang sukab mong anák
puso niya'y mayroong ibang nag-iingat.

Sa bagay ang iyong pagsundo sa akin
lubos na pagkutya sa puri t pag-iling,
ano at gayon na ang higpit nang bilin
at saka hinabag nang dito'y dumating.

Ang puso nang harì dito na nasilab
nang hiya kay Blanca at galit sa anák,
hindî malliliban itong takdang oras
hahanapin siya sa 'sang maliwanang.

Nanaog na agad sa Palacio real
kasama si Blanca tinungo ang bahay,
nang damang si Inés doo'y inabutan
ang nasang makitang príncipeng marangal.

Nag-utos na agad sa manga consejo
huwag palibanin ñgayon ang bilin ko,
piitin sa karcel itong damang lilo
at itong príncipe doon sa Castillo.

Huwag palapitin ang sino't sino man
balang makiusap alisan nang buhay,
agad nagsilakad ang pinagbilinan
ginanap ang bagsik niyaong kautusan.

Nuwi sa Palacio ang haring si Blanca
mana'y sa darating ang batang dalawa,
dî nila inabutan ang amá at ina
parang dî pansin yao't naglaro na.

Sa iñgay nang tawo at bulungbulungan
ang nangyaring yao'y tantong namalayan,
nagwika ang bunso sa kakang naturan
hanguin sa hirap ang manga magulang.

Nasok ang dalawa sa loob nang reino
yaong sadyang karcel ang siyang tinungo,
kaka ang sumaway sa ninanasa ko
aking isasalong ang tabak sa ulo.

Tumawag sa iná itong manga bata
ang puno nang bantay nag-utos na bigla,
dakpin ang dalawa't ialay na kusa
sa harap nang ating haring darakila.

Anyong gagapusin nang magsisidakip
bumuga nang apoy ang tabak ni Dionis,
siyang pagsagasa naman nang kapatid
yaong mañga bantay parang niwawalis.

Mamasdan nang iná ang dalawang anák
dinayo nang hindi biro birong sindak,
lumuhod ñgang kusa't nanalangi'ng agad
maligtas sa gayong tatamuhing hirap.

Anong masasapit nang mañga bunso ko
ang kalaban nila'y itong buong reino
kaya ang pagtingin ñgayo'y ilingon mo
mahabaging Dios sa mañga anák ko.

Ang pananalañgi'y dî pa natatapos
wala na ang bantay at parang sinalot,
sampu nang príncipe ay nakapaglagos
pagka't nagsitakas ang nagsisitanod.

Walang malay siya sa gulo nang bayan
kaya ang inuna yaong pagtatanan,
saka inakalang kaniyang daraanan
ang damang si Inés na sinta at buhay.

Hindî na nangyari't ang nasok sa hagap
biglang nakaalis sa loob nang ciudad,
at saka isipin ang gagawing dapat
paghañgo sa isang nasadlak sa hirap.

Patdin sa pag-alis niyaring pagtuturing
dakilang Alfonso'y siyang sasabihin,
sigawan nang tawo bunying Hari namin
kami sakluluhan sa ganitong lagim

Ang dalawang supling nang butihing dama
dumulog sa karcel tumawag sa iná,
nang sawayin namin kusang pinabuga
niyaong kamatayan nang tañgang espada.

Masdan mo ang kampo't nalalaganapan
nang patáy na tawo't nag-gulong na bangkay,
kaya magpasiya Alfonsong marangal
sa mapagsasapit nang lahat mong kawal.

Kungdî pauntusin ang dalawang poot
itong iyong bayan pilit na lulubog,
napahinto rito't siya nang pagpasok
nang dalawang Marteng sa guerra ay bantog.

Nanhik na nagtuloy sa Real Palacio
humarap sa Haring bunying D Alfonso,
kungdî mo susubhan ang alab na ito
niyaring aming puso'y lipol ang reino mo

Tumanong sa Hari itong Peña-flor
anong naging sala nang iná kong poon,
gayon din si amá saan naroon
nang upang umuntos ang buga nang apóy.

Sumagot ang bunsong Dionis na kapat'd
sukat ang pagtanong kakang inibig,
at'ng halughugin sa lupa at Langit
at ang ipanghanap ang sakbat na kaliz

Anyong mananaog sumaway ang hari
pauntusin ninyo ang ningas nang budhî,
at ipatatawag yaong hinihingi
príncipeng anák kò at damang mabunyi.

Agad iniutos ang bagay na yaon
hanguin si Inés gayon si Nicanor,
ano'y nang sumapit ang nagsiparoon
ang príncipe nila'y hindî na nasumpong.

Humarap sa hari manga inutusan
kaakbay si Inés na damang timtiman,
anila'y wala po ang príncipeng mahal
at wasak ang rejas niyaong bilangguan.

Namangha ang puso nang bunying monarka
sa sabi nang madlang inutusan niya,
ang dalawang batay dumulog sa iná
saka inusisa kung ano ang sala.

Ang wika sa Iná nitong si Peña-flor
bakin at si ama'y wala na raw doon,
nilibang nang dama sa tanong na yaon
sinagot nang ibang bagay na p. nugon.

Dî sukat labagin itong kahatulan
nang haring monarka't dapat na ipalang,
sa sagot ni Dionis ang esoadang tangan
ay walang matuwid kungdî ang pumatáy.

Nasindak ang loob nang tuthing dama
tinawag nang lihim ang batang dalawa,
ang haring Alfonso'y ipinakilala
upan din lumubag ang poot na dala.

Manga bunsong irog itong haring poon
tunay ninyong nuno't amá ni Nicanor,
kaya ko sinabi ang bagay na yaon
nang ang puso ninyo'y tantong huminahon.

Ang tinurang ito'y nang kusang maringig
niyaong manga batang may sariling bait,
dumulog sa hari't ang ipinagsulit
kami'y patawarin sa nagawang lihis

Patawad Alfonsong hari sa Portugal
ang dalawang apong walang kasalanan,
anong gagawin mo sa magulong ingay
nang tawo sa Quinta ay nabalitaan.

Ang kabutong iná't amáng si Nicanor
inabot nang iyong marahas na hatol,
sa bilis nang awa'y hirdî naka kon'ong
pinasok ang reino't ang nasay palipol.

Tanang nagpahirap sa manga magulang
dapuwa't ang gayo'y pinagsisisihan,
pagka't nakilala ang may kahatulan
isa rin sa dapat na aming igalang.

Sumagot ang bunso't saka nagpahayag
matitiis kaya nang sino mang anák,
kung ang amá't iná'y masabi sa hirap
ay hindî damayan kahima't mautas.

Nuling nagpahayag itong si Peña-flor
Nunong iniibig nami't panginoon,
ang huling tuturan na inilulungoy
lingapin nang iyong mahalagang ampon.

Kaming manga bunsong naligaw sa landas
parang natatakpan nang malabong ulap,
pagtapatan mo po sa pagsisiyasat
nang ang puso namin tantong mapanatag.

Ang sabi sa Quinta at bulungbulungan
hatol mo pong ito'y naging udyok lamang,
nang pusong may inggit sa amá kong hirang
at pananaghili kay ináng naturan.

Ano't nabighani dakilang monarka
humatol sa gayon walang bahid sala,
ito ang sabihan nang tawong lahat na
at lihim na ingay sa lupa nang Quita.

Ingay nang balita'y dinayo sa pugad
itong Felikana nang Fenix na sukab,
at ang Ruiseñor ang siyang niyakag
dumakip sa Arcon katanim nang palad.

Ang sinabing arcon lubhang mahalaga
laging kaulayaw nitong Felicana,
sa inggit nang Fenix sinabi sa amá
kaya't nang hanapin ay nakita sila.

Napatid ang sulit nitong nagsasay-say
ang bunsong si Dionis ang siyang nag-ugnay,
kung ang Felikana ibig na maglibang
kasama ang kanlyang dalawang inakay.

Iiwan sa pugad ang nasabing Arcon
na anák na tunay niyong Ruyseñor,
mana't sa darating at inabot doon
nang sukabang Fenix ang ibig masumpong

Ang aking sinabi ngayong Felicana
dili iba't itong tunay naming iná,
at ang naging Fenix na nagpalamara
ang princesang buhat sa bayang Navarra.

Ang tinurang Arcon ay si amáng giliw
at ang Ruyseñor ang haring butihin,
hindî na ninilay kung ano ang dahil
at itong dalaway piniit sa karcel.

Sa upat nang Fenix itong Ruyseñor
ay naging Aguila ang siyang humatol,
abang Felicana'y hindî tumutugon
at gayon din naman ang anák na Arcon.

Sino ang Aguila ngayong tinuturan
kungdî ikaw haring makapangyarihan,
na hindî nag-isip nang ginawang bagay
humatol sa walang sala kamunti man.

Sumagot ang batang matanda kay Dionis
pagka't naturan na ang laman nang dibdib,
tapat kayang lahat ang ipinagsulit
ó baka sakaling kami'y nalilihis.

Ang tugon nang hari sa dalang apó
óo tunay yaong sabihan nang tawo,
ano't nabighani kaya ang loob mo
ang sagot ni Dionis sa udyok na lilo.

Kung aming amá't iná'y napahamak
sinong sisisihin ang hari nangusap,
walang iba kungdî ako manga liyag
pagka't dî inisip ang ginawa't sukat.

Iong Peña-flor ay tumugong muli
kung minamatapat nuno naming hari,
ang puri ni Iná ngayong nalugami
kusang ipahango't upang makabawi.

Pagka't hindî dapat na kami maiwan
nitong sacramentong kamahal mahalan.
ang tugon ni Dionis mahangay mamatáy
kung sa madlang pula'y doon mabubuhay

At aling laguertang may manga pananim
nang tunay na sinta ang dî babakurin.
lalo't kung ang binhi litawan nang supling
paris nanga ngayon nitong lagay namin.

Habilin sa mundo at pamanang tunay
sino mang maapi ibawi nang dangal,
gaano pa kaya ang Ináng naturan
na hindî ibangon sa kinarapaan.

Ang tugon nang hari manga bunsong giliw
tanang hingi ninyo'y aking gaganapin,
manga ilang araw ang hingi kong taning
nitong pagkakasal sa damang butihin.

Pagka't ang naritong mabunying princesa
ipinasundo ko sa bayang Navarra,
tangkang pagkakasal ang pagpapakuha
sa mapagkand ling tunay ninyong amá

At kung talastas ko sa damang kay Inés
may ipinunla na ang kaniyang dibdib,
hindî na narating ang gulong sumapit
at ang pagkamatay nitong ibang kabig.

Ang yari sa loob at aking pasiya
ihahatid lamang ang princesa Blanca,
saka ipakakasal ang butihing dama.
kaya tumiwasay kayo at muwi na.

Ang bilin nang hari sa lahat nang kabig
príncipe Nicanor ay hanaping pilit,
huwag palíbanin noon din ay nalis
tanang inutusan na magsisidakip

Tatlong mag-iná'y nanaog na agad
malaki ang tuwang dili hamak-hamak,
sila'y talikdan ko at ang ipahayag
príncipeng naglagos sa parang at gubat.

Hindî mapag-isip niya't mapagnilay
gagawing pagkuha sa damang timtiman,
bakit nabalitang pinuksa ang bayan
nang dalawang anák niyang minamahal.

Naisip-isipan sa sarili niya
kusang paglakbayin ang lupa nang Quinta,
at nakibalita kung napayapa na
ang gulo sa reinong dinatnang balisa.

Habang lumalakad itong tigib sakit
nininilay niya at pinag-iisip,
sakaling matagpo nang naga'si-usig
at may nasang pusong siya ay marakip.

Minagaling nanga sa sariling hagap
kahima't makita nang nagsisihanap,
sukdang pag-ubusan nang tawo sa ciudad
hindî pahuhuli't pupuksaing lahat.

Ano'y nang mayari ang gagawing bagay
sa paglakad niyang hindî nagtatahan,
dî lubhang nalaon agad niyapakan
ang lupa nang Quintang ninasang hangganan.

Inabut-abutan yaong mag-iiná
bati ni Nicanor darakilang dama,
sino ang nag-alis sa carcel nang dusa
bakit kaya ngayon ay naririto ka.

Nang ako'y matagnan doon sa Castillo
ay n sa sa karcel ang kamahalan mo,
sino ang humango Langit ano ito
ang tugon ni Inés maralitang mundo.

Sinalang ang sugat niyaring kaluluwa
ito y dî na ibig na tinagin sana,
sa sakit nang loob halos ang hininga
ibig nang malagot nang nasa karcel pa.

Pagka't ang pumasok sa aking panimdim
kung ang iaibig ko lubos ang pagtingin,
hindî ilalagak ako sa hilahil
at siya'y mag isang tumangan nang aliw.

Kumalag sa dusa't kusang inaigtad
ang sariling buhay sa pagkapahamak,
at ako'y iniwang pinasingap singap
sa gayon sakuna't irog ko ay sukat.

Tugon ni Nicanor ang laman nang dibdib
na aking binaon sa nasang pag-alis,
pinagtitimbang ko ang lalong matuwid
paghadlang sa iyong sasapiting sakit.

Hindî ninasa nang aking katawan
ako'y magsariling mabuhay sa layaw,
at kung mangyayaring kita'y mapalitan
sa hirap mo roo'y tinubos kang tunay.

Bukod naman dito y kusang pinaglining
gagawing paraan paghango sa karcel,
bakit sa ninanasa ngayon ang narating
tanang hinanakit at itong sisihin.

Dapuwa't ang gayo'y dî ko maialis
kung siyang paratang nang mahal mong dibdib,
titigan mo irog ang tugon ni Inés
kung sino ang hindi kakapitang sákit.

Tingnan mo kung hindi dapat ipagdamdam
nang isang para kong nasa kahirapan,
iniwan mo ako't ikaw ay nagtanan
saka hanggan ngayon di pa dinadalaw.

Kung natuloy kaya ang yaring sentencia
nang mahal na hari at poon mong amá,
sino pa ang Inés ngayong makikita
kungdi yaong ningning nang p'ncesa Blanca.

Ngayon ko natanto ang saganang dilag
na pagmamahal mo sa unsiaming palad,
ang puri sa aki't saka ang paglingap
kay Blanca ay doon nabubuntong lahat.

Ang lubhang masarap na iyong pagtingin
iniuubos mo dini sa panim d'm,
dapuwa't ang lasap nama'y kung namnamin
si Blanca ang siyang unang tumitikim.

Yaong mahalagang ampon mo't anduka
konuwa sa aking puso ay tumama,
nguni't kung timbangin ang mahal mong nasa
larawan ni Blanca ang nagugunita.

Walang kilos na dî tapat na paggiliw
ang namamalas ko sa iyong panimdim,
saka kung ang labo'y ibig na magtining
kay Blanca ang linaw at hindî sa akin.

Na sa aking lahat ang pagliyag
na sa akin sampung mahalagang lingap,
nguni't kung sa ning-ning sumayad ang ulap
kay Blanca ang tipon nang buong liwanag.

Ang sapong makinang nang naturang ginto
at bigkas nang dila ay sa aking puso,
dapuwa't ang uri tantong nabubugso
sa taas ni Blanca kasi mo at suyo.

Ano pa at yaong kamahadlikaan
ay tiñgib sa aking diddib nang pagtanaw,
nguni't kung ang nasa'y mabubuksan lamang
ang diläg ni Blanca ang nalalarawan.

Sa bagay ang balang kilos nang pagtingin
sapupo nang hindî sa sariling akin,
salamat kung gayon kayo'y pagpalain
ni Blancang sagisag nang iyong pag giliw

Dî ko hinahañgad naman kung sa bagay
mapilit sa dibdib ang iyong pagtanaw,
nang aglahing ampon, dama ay tigilan
baka dî mapigil ang tatapong buhay.

Tugon ni Nicanor sa labis na antak
nang madlang tinurang nagsilbing kamandag,
dini sa buhay ko'y kusang nagsikalat
ang lasong matindi nang maling pahayag.

Dî ko malalis poong giniigiliw
sa mahal mong puso ang ako'y habagin,
kung yao'y siya nang yari mong pagtiñgin
aking tinatanggap dapuwa't lininğin.

Ang dibdib ang puso saka ang katawan
kung sakasakaling kinukutya mo man,
ang lahat nang ito'y pinasalamatan
pagka't pangalawang Langit ang may bigay.

Hindî ko akalang iyong puhunanin
itong panibughong bintang mo sa akin.
mundo'y ang dalita'y sandaling itigil
upang matagalan tanang sasabihin.

Kungdî man masakit sa mahal mong budh
ang ako sa dusa ngayo'y malugami,
hiningîng tumigil lamang na sandali
tulin nang hininga sa pagmamadali.

Upang mailay itong pahimakas
nang hininga'ng dî na haugad na magluwat,
kung ang mali ng bintang na ipinangusap
laging ibabayo sa pinto nang hagap.

Wala na wala na't lagot na ang buhay
tapos na sa akin ang sangsinukuban,
ang pangakong ito'y dî na lulubugan
nang Araw at ako'y tatanghaling bangkay.

Paalam ang amá manga bunsong ibig
anyong mananaog pinigil ni Dionis,
at si Peña-flor naman ay nagsulit
bakit at pagayon ang nasok sa dibdib.

Sinagot nang lihim ang dalawang anák
aking ililibangin lamang yaring hagap,
upang matiwasay sa bintang na linsad
paratang nang inyong ináng nililiyag.

Sabay na nanaog silang mag-aamá
iniwan sa bahay ang butihing dama,
dî pa nalalayo'y inakay ang matá
sandaling humilig sa hihigan niya.

Sa katahimikan nang pagkagulay-lay
nangarap nang isang mahalagang bagay,
itong bungang tuloy ay napapakinggan
nang principong kasi't agad nagbalikan.

Ang saboy nang kaniyang pangarap na dala
halina irog ko at gikban sa dusa,
pagka't ang higanti nang princesa Blanca
sa aking katawa'y ngayo'y aabot na.

Handa na ang tabak nilang ipuputol
sa aking hininga ¡aba Peña-flor!
nasaan ka Dionis at hindî itanggol
ang iná sa kamay nitong mang León.

Ibig na dulugin yaong nangangarap
nguni at natigil nang muling mangusap,
mabunying príncipe agawin ang palad
sa kamay ni Blanca na kasi mo at liyag

Ngayon ko natatap ang buong pag-gil'w
nasa sa princesa at wala sa akin,
nakikita mo nang ako'y papatain
di pa sinasaway siya ay kung bakin.

Mabibihag halos sa ngit ngit ang puso
nitong dumiringig na dî makakibo,
at ang buong nasay hindî magkasundo
sa maling anyaya nang panin'bugho.

Naghati sa dibdib nitong si Nicanor
ang awa sa dama't kay Banca ang apoy,
ang di na mapigil napahiyaw roon
lulubog ang mundo kung ito'y matuloy.

Nagising ang dama sa magaang tulog
pinakinggan yaong galit nang may poot,
hindi kumikibo't nang kusang matalos
ang lalim nang kaniyang tunay na pag-irog

Muling sumilakbo ang ningas nang puso
naging alipato yaong pangangako,
saksi itong tabak na di matutuyo
nang paglagok ngayon nang kanilang dugo.

Si Blanca at buong bayan nang Navarra
sa patay ay dapat namang ibilang na,
hindi matatapos tugtog nang plegaria
tatangis ang mundo sanhi sa kanila.

Mahangay iurong sa kanilang dibdib
ang nasang pagpatáy sa damang kay Inés,
ang espadang ito'y nang hindî manglisik
maglagak sa kampo nang luhat pagtangis.

Pinukaw ang himbing nang nasa sigalot
sa harapan niya ay kusang dumulog,
sa marayang hibo niyong bungang tulog
handa na ang aking sandatang panalot.

Walang magagawa ang kanilang bangis
hanggang nasa kamay ang pamuksang kaliz
sa gayong tinuran tumugon si Inés
bakin at ganito ang laman nang sulit

Tugon nang príncipe nang aking abutan
ang bunga nang iyong ilong panagimpan,
nasa sa piling ka nang manga sukaban
kaya itong tabak tanda sa pag-agaw.

Hindî nakakibo ang dama sa sulit
pagka't walang malay sa napanaginip,
ang wika sa loob mahabaging Langit
di yata at gayon itong masasapit.

At saka sumagot sa príncipeng mahal
sa bagay ay hindî malayo ang bintang,
kaya nga't ang bunga niyaong panagimpan
mabuti at iyo palang inabutan.

Parang sumusurot sa dalawang mata
yaong mangyayari't nakikinikita,
tugon nang príncipe kung yaring hininga
wala na sa aki'y magaganap nila

Napatid sa gayon yaong salitaan
ang nasok sa loob nang damang marangal,
ang utos nang hari sa lahat nang kawal
pilitin hulihin príncipeng nagtanan.

Kasing ini-irog lumigpit ka muna
sapagka't ang utos nang poon mong amá,
ay hanaping pilit saan man humangga
nang masingil yaong ginawa mong sala.

Kaya ang bilin ko'y lumigpit kang tunay
tugon nang príncipe walang kaliwagan,
sapagka at yaon ay aking magulang
sa anumang utos ay dî masusuway.

Bakit ang isa pa ito'y hangad ko rin
ang sukal nang loob nang upang maaliw,
ang unay sa iyong paratang sa akin
at sa bungang tulog na sukabat taksil

Kungdî ko iwaksi ang sukal nang dibdib
aakay nang hindî mamagkanong sakit,
at yaring sarili tantong nagngingitngit
sa sumbong nang iyong lilong panaginip.

Paalam giliw ko ang sagot nang dama
pagpalain ka rin niyong Santa Gloria,
tuloy kinamayan sa pag-alis niya
at diwa nga yaon ay pahimakas na.

Nalis ang príncipe't nagtapon nang hirap
mana'y sa darating ang dalawang anák,
si amá'y nasaan ang ipinahayag
ang tugon nang iná'y naglibang sa gubat.

At bukod sa rito siya'y pinaligpit
hintin nang humupa ang sa haring galit,
isinagot naman niyaong magkapatid
mabuti nga iná ang iyong naisip.

Pag ilag nang amá nila'y minagaling
at baka sakaling doon ay abutin,
itigil ko rito at ang sasabihin
ang sa kaharlang buhay na narating.

Sa malaking hiya nang princesa Blaca
ang buong consejo'y sinapakat niya,
dahilan sa isang gagawing consulta
pag-usig sa puring winalang halaga.

Dumulog sa hari at saka tinuran
ang hangad nang nasa ngayon ay pakinggan,
pagka't nahiya na ako kung sa bagay
tulutan nang muwi sa Navarrang bayan.

Kalakal nang aking nasabing na puri
pinakitunguhan nang hiyang marami,
at dito sa iyong reino ay nabili
nang walang pagtingin anák mong príncipe.

Sumagot ang lahat ng consejong kasabuwat
sa ginawang yaon nang nahal mong anák,
ay maraming pulang darating ng ciudad
kung tutulutan mong umuwi at sukat.

Bukod naman doon ay tantong alangan
ang aming príncipe sa dama'y pakasal,
kaya ang magaling kusang ipapatay
si Inés nang hindî tayo'y mapulaan.

Kung wala na ngayon ang sukabang dama
dî yaong príncipe nama'y papayag na,
makasal sa ning-ning nang princesa Blanca
at mapapayapa sampu nang corona.

Ang akalang yao'y tantong miragaling
nang haring Alfonso kaya nga't ang bilin.
kayo ang bahala at yari na sa akin
balang nasa ninyo'y tantong inamin.

Dapuwa't mahirap na ating maganap
pagpatáy kay Inés dahilan sa anák.
sagot nang consejo ay may daang sukat
kami ang bahala nang gagawing dapat.

Pinagka'sahan sa rayar'ng junta
tawagin sa reino ang batang dalawa,
at saka lihimin parunan sa Quinta
si Inés at kusang putlan nang hininga.

Ang tanang gagawin nilay nang mabalak
pagdaka'y sinarhan ang nayaring usap,
ang wika nang hari ngayon di'y igayak
tanang gagamitin sa libangang gubat.

Nang naroroon na't mayari ang tanan
lumakad na sila't dinayo ang parang,
dî kaginsa-ginsa'y ang haring marangal
nahulog sa bangi't nautas ang buhay.

Hindî namalayan nang tanang kasama
sa pag-usig niyong tumatakbong usa,
nang mahuli yaong hinahabol nila
ay wala ang poon at haring monarka.

Nagkagulo nanga sa manga paghanap
makita't sa bangin namata'y at sukat,
umuwi ang madlang may hapis na lahat
dahilan sa hari nilang napahamak.

Dinala ang bangkay sa real palacio
hindi magkamayaw ang malaking gulo,
naging presidente nang corona't cetro
balitang Gonzales sa alin mang hukbo.

Matapos ang libing nang haring dakila
ay s'yang pagdating nang dalawang bata,
nang masok sa baya'y tantong mahahanga
kung ano't ang reino ay balot nang luksa.

Hinanap ang nuno't nanhik sa palacio
nang abutay iba ang nasa sa trono,
wika nang dalawa'y bakit wala rito
yaong nagpasundong mabunying Alfonso.

Nag-utos nang lihim bantog na Gonzalez
hayo na't ganapin ang banta kay Inés,
si Engras at Ruel noon din ay nalis
tinungo ang Quinta nang manğa balawis.

Ang dalawang bata'y nililibang naman
nitong presidente't ni Blancang sukaban,
ang sagot sa tanong kalilibing lamang
niyong nuno niyong sawing kapalaran.

Nang kami sa parang mangagsipangaso
nahulog sa banğin sampu nang kabayo,
ang bagay na yaon pagtawag sa inyo
tangkang isasama sa lugod na ito.

Hindî na nahintay kami ay tumulak
sa pagmamadali nang saliwang palad,
anyong matitigil yaong pangungusap
tugon nang dalawa'y anong hapding hirap.

Iwang ang pagluha nitong magkapatid
sa palaciong batbat nang manğa pagtanğis,
at ang sasabihin ang dalawang ganid
nang dumating doon sa harap ni Inés.

Ang gahasang hatol nang ating monarka
huwag palibanin nğayo't patain ka,
walang isinagot ang buthin dama
kung yaon ang utos ay ganapin nila.

Sino ang hahadlang kaya at babali
nitong dala ninyong pagka utos hari,
dapuwa't tulutan lamang na sandali
itaghoy ang salang malaki't muntî.

Tugon nang dalawang Leong nauuhaw
ang gayon ay anong pagkakaliwagan,
ang butihing damay dumulog sa Altar
at ang buong sala'y pinagsisisihan.

Tatang panalañgin ay kasindak-sindak
nitong di tumanggi sa daratning hirap,
anong naging sala Dios na may habag
yaring aking buhay na kukunil't sukat.

Inlaalay ko nang puspos na sita
handog sa yapak mo sampung kaluluwa,
kahi manawari ang lahat mong sala
maging tubos ito't datnin yaong Goria.

Hindî sumusukal ang puso ko't loob
at parang salamin ang aking pag-sunod,
halina-halina mahabaging Dios
sa piling nang aking hanggang matatapos

Upang kung malagot ang hilo nang buhay
nang kusang pagsunod na lubhang tiwa-ay,
ako'y naging isa ñgayong masagapay
sa bayang payapa nang lahat nang banal.

Walang munting labo ang aking pagsunod
sa bigay mong dusa mahabaging Dios.
di siyang salamat kung siya mong loob
sa layaw nang mundo ako'y matalikod.

Mañga bunsong giliw na sula nang mata
halina-halina't yakapin ang iná,
huwag na maniig kayo sa liwaya
at wala nang oras na ipakikita

Putol na ang usbong nang malagong tuwa
tapos na tapos na ang layaw sa lupa,
ñgayo'y narito na ang tandang bandila
at dinadapit na ang buhay na aba

Nasaan ang iyong pañgako sa palad
príncipeng sinta ko nang tayo'y mag-usap,
¿aba ko? at ñgayon dumating ang oras
bakit at hindi mo agawin sa hirap.

Ang tapon nang matá'y walang paghalingan
saan man tumitig purong kamatayan,
sino sa buhay ko ang magsasanggalang
kundi ikaw Langit isawing kapalaran.

Di ì ang wika mo Nicanor kong giliw
ang banta ni Blanca'y kung aking sapitin,
sa tabak mong hawak ay mananalamin
yaong kamataya't ako'y aagawin

Nasaan ang gayong pangakong mahigpit
aba Peñaflor at bunso kong Dionisi
nang mawika yao'y tumingin sa Langit
ito ang hinakas na ipinagsulit

Abang-aba Inés nitong iyong palad
aba sa magsilbi't aba sa paglilyag,
lalong abang aba sa manga inanak
ang layaw ay parang di nag abot kisáp.

Bukod ka nga Inés sa ibang babai
mulang maging bata't hanggang sa lumaki,
ang ugat nang dusa'y bagkus nagsusuwi
at daltang puro burgang inaani,

Anong palad kaya Inés sa sangmundo
at ibang iba ka sa labat nang tawo,
hindi nakalasap nang layaw mang ano
hanggang sa natapos yaring hininga ko.

Ang luha sa mata'y kung nasasalalak
labis na malunod ang dalawang sukab,
napatid ang daing dinulog na agad
sukat ang pagtangis kasabay ang tabák.

Sa lakas nang iwa ay hindi natapos
na nakapangusap nang dalawang Jesus,
kamay ay hindi na nangilag umulos
niyong manga lilong alangan sa hayop.

Inlwan ang bangkay nang butihing dama
nagtuluyang nalis ang Leong dalawa,
sa pagmamadali dumating pagdaka
sa harap nang bunying presidente nila.

Makita nang gayon tinanong na agad
ano natapos na ang nasang magganap,
sa kabilang mundo'y tuntunin ang palad
tugon nang dalawa, si Blanca'y nangusap.

Ipaglihim ninyo at baka maringig
ang usapan natin nitong magkapatid,
bunying Peña-flor at butihing Dionis
gumayak na agad sila sa pag-alis.

Ang dalawang bata'y agad napaalam
at ipagsasabi sa iná ang bagay
nangyari sà hari nuno nilang tunay
sa naging tadhanang loob nang Maykapal.

Ang isa sa rito ang nasok sa dibdib
kusang paghanapin yaong amáng ibig,
kaya di lumiban noon din ay nalis
at magpaalam sa Ináng kay Inés.

Nang makaalis na ang dalawang bata
itong manga illo'y malaki ang tuwa,
parang di naisip nila't naakala
ang bangis nang luhang darapong sakuna.

Si Blanca ay di naman nagpaliban
at agad umuwi sa Navarrang bayan,
panata sa loob ay maghandang tunay
nang malaking guerra't bumawi nang dangal.

Talikdan sa reino ang pagsasalita
aking ibabaling sa dalawang bata,
makita ang iná'y tumapon ang diwa
ang mata sa Langit ay itiningala.

May dalawang oras na dî nakaimik
sa anyo nang Iná itong magkapatid,
nang mapayapa na't mauli ang isip
naghali-haliling kinalong si Inés.

Ang wika nang bunso aba ináng liyag
bakit sinarili ang ganitong palad,
nahan ang pagtingin nahan ang paglingap
at kaming anák mo'y iniwan at sukat.

Ay ináng iná ko, ináng mapalayaw
sino pa ang amin ngayong tatakbuhan,
kangino hihingi nang magiging layaw
kaming manga bunsong pinaiwan-iwan.

Ang sagot nang kaka sino mang nagbangis
sa buhay nang aming ináng matangkilik,
ngayon ay basahin ang letra sa Langit
na lagda nang aking sumulat na caliz

Sinong walang loob kaya ang nangahas
lumalang nang iyong dinalitang sugat,
tinutop ang dibdib at saka sinagap
ang mabangong samyong hindî lumilipas.

¿Sa aba ko Langit? ang lahat nang bagay
wala na wala na't tapos na ang layaw,
tapos na tapos na ang kaligayahan,
sa sakit mo ngayong aming napagmasdan.

Panaghoy nang bunso sa bangkay nang iná
parang kakahapon lamang na nagkita,
halos muntingmunting dî na nakilala
ang anyo mo't kami biglang nangulila.

Ang linuha-luha nang dalawang anák
sa sugat nang ina'y siyang inihugas,
ang wika nang bunso ipasok sa ciudad
at sa presidente ay kusang iharap.

Ating isanggunî ang bagay na ito
saka pinagdahang binuhat sa carro,
nang lumalakad na'y itigil ko rito.
turan si Nicanor nang masok sa reino.

Gulong walang wasto ang sangkaharian
ang lahat nang kuta ay pinagtitibay,
at baka ang dama'y ibawl nang buhay
nang dalawang anák na dapat pasaktan.

Nahanga ang loob nang príncipeng hayag
sa makita niyang siga'ot nang Ciudad,
may balot na luksa't tantong nagagayak
ang lahat nang tawo sa pakikilamas.

Bunying presidente sino ang namatay
tugon ni Gonzalez ang amá mong mahal,
wika ni Nicanor hindî pala sinsay
usapan nang tawo sa luwal nang bayan.

At bukod sa rito naman ang isa pa
bakit handa kayo sa pakikibaka,
anang presidente ang princesa Blanca
ay hindî malayong magdala nang guerra.

Dahilan sa iyong pag-amis sa puri
kayo'y tumahimik sagot nang príncipe,
ang dusa kay amá ang lalong malaki
nang pagpanaw niyang kusang sinarili.

Pauuntusin ko lamang na sandali
ang malaking pagod na taglay nang budhi,
Langit ano ito kayang sumasagi
na udyok nang isang lilong dalamhati.

Dapat na galakin ako kung sa bagay
at nauumang na sa kaligayahan,
hindi't bagkus dusa itong dumadalaw
diwa'y may sakunang daratnin nang buhay.

Naghilig-hilgan sandali ang dibdib
nang nakatutulog naringig ang voces,
príncipe Nicanor ang daratning sakit
itong pagkamatay nang damang si Inés.

Hindî malilliban ngayon at darating
dala nang dalawang bunso mo at giliw,
mamula't ang matá'y hinanap na tambing
voces na nagdala nang bagong hilahil.

Diyata Langit ko'y pata'y na si Inés
ito ay wala nang kasing hapding sakit,
di pa natatapos itong pagsusulit
ang bangkay ay dala nitong magkapatid.

Na sa isang carro't pinalamutihan
nang bala-balaking doradong makinang,
sa sadyang estrado nang palacio real
inahinto nila't ang amá y natanaw.

Ang wika nang Dionis príncipe Nicanor
wala ka ring tingin sa iná kong poon,
at kung may lingap kay dapat na maurong
ang masamang nasa't gawang pamumusong.

Itong Peña-flor ay sumagot naman
sukat kang masisi sa nangyaring bagay,
dî mo na napigil itong kasukaban
at banta sa aming inang nagpalayaw.

Tugon nang príncipe mga bunsong liyag
ako'y wala rito't hindî na tatatap,
linisan ang tanong nang dalawang anák
sa bangkay nang sinta ay dumulog agad.

Hinipot kinalong katawan nang giliw
saka tinangisan nang ganitong daing,
yaong panagimpa'y tantong natuloy rin
at aling sukabang kamay ang nagtaksil.

Mapahanggang ñgayo'y aking namamasid
ang dalo'y nang iyong dugo sa pag ibig.
walang kasing linaw magmahal ang dibdib
lalo na sa anák—¿sa aba kong Langit?

Bakit at hindî pa ñgayon ipaminsan
dumulog sa akin yaong kamatayan,
upang kung malagot naman yaring buhay
kami magkasamang tabunan sa hukay.

Ano pa't sa gayong panaghoy at hapis
naraig nang sulsol niyaong pagngiñgitngit,
agad sinumaria tanang generales
sampung presîdente sa carcel pinilit.

Kayo'y walang-wala ñgayong sasapitin
liban sa mamatáy kungdî sasabihin,
ang nagpangañgawaya sa damang butihin
at punong nasunod nitong pagtataksil.

Ang wika ni Flor amáng minamahal
atin nang lipulin itong kaharian,
may sala at wala alisan nang buhay
maging bayad nila sa pagkasukaban.

Tugon ni Nicanor ito nga ang dapat
abata sa kampo't puksain ang lahat,
anyong mananaog pinigil ang hangad
nang bunsong si Dionis saka nagpahayag.

Liniñgin mo amá't kakang inirog
itong mangyayari sa lahat nang sakop,
anong sala kaya nang mañga vasallos
kung mañga pinuno't siyang nag uutos.

Yaong tatlong lilong dinala sa carcel
sila nga ang dapat nating pigipitin,
at hindi malayong sa kanila'y galing
nasapit ni iná ñgayong pagkailing.

Minagaling niya yaong payong bigay
pagka't siyang hingi naman nang katuwiran,
ang nayaring hatol sa kinabukasan
puputlan nang ulo ang manga sukaban.

Dapuwa't inuna nang kanilang dibdib
yaong pagiilibing sa bangkay ni Inés,
at ang arzobispo ang siyang dumapit
tuloy sinanggusi tungkol sa pag ibig.

Wika nang príncipe ang butihing Dama
may tipanan kami sa bagay nang sinta.
at sa katunayan ang dalawang bunga
narito sa piling nang kanilang iná.

Tugon nang obispo'y walang kaliwagan
kung tunay sa puso ang pag-iibigan,
kahi't patáy siya ay kusang pakasál
at magaganap din tanang pakinabang.

Ang hatol na yao'y tantong minagaling
kaya nga't tinupad bago inilibing,
ginawa ang lahat na ukol sa hiling
nitong Sacramentong pamana sa atin.

Matapos ang kasal tuloy ipinutong
ang coronang mana nitong si Nicanor,
at ang diamante'y laurel na sinunog
sa ulo nang dama bago ibinaon.

Ipinakilala sa buong Portugal
ang reina'y si Inés kahiman at patáy,
kaya't ang sigabo nang magulong ingay
datning maluwalhati ang langit na bayan.

Nang maibaon na itong kulang palad
sabihin ang hapis nang dalawang anák,
ang pananambita'y pilit na babagbag
nang bato balaning dibdib na matigas.

Sa dî mapigilan ang malaking hapis
nang kanilang puso'y naging pagngingitngit,
kaya nga't ang alab ay pinapangilisik
sa manga sukabang sa reina'y umamis

Nag-utos ang haring ilabas pagdaka
sa carcel ang tatlong namusong sa dama,
nang dumating doo'y agad sinomaria
kung sinong may upat nang ginawa nila.

Itong pres'dente ang unang tinanong
at ang sumiyasa't ay si Peña flor,
tinungkol ni Dionis si Ruel na pusong
at ang kay Engras nama'y ang haring Nicanor.

Tugon ni Gonzalez nang nabubuhay pa
ang haring Alfonso'y dumulog si Blanca,
at siyang sumulsol sa bunying monarca
alisan nang buhay ang butihing dama.

Buong nasa niya noo'y kung mamatay
kamáy nang príncipe kaniyang kakamtan,
sapagka't si Inés ang naging dahilan
nang bagay na hindi nila pagkakasal.

Anupa't narair sa upat ang hari
kahi't dili ukol itong hinihingi,
sigaw nang matuwid ay kusang binawi
at pinapangyari ang sentenciang mali.

Ang wika ni Flor amáng minamahal
yayang natanto na ang may kataksilan,
Gonzalez ay hayo't iyong pagsisihan
ang lahat nang sala't ito'y katapusan.

Sa lakas nang dapo nang tangang may galit
liiong presidente'y naputol ang liig,
siya nang pagdulog kay Ruel ni Dionis
saka inus'sa nang ibang nasapit.

Lilo sabihin mo itong lalong tapat
gawang paglilihim sa nayaring usap,
ang tugon ni Ruel ang namaling hangad
ang aking tuturan nang iyong matatap.

Kami'y sinapakat nang bunying princesa
kusang pahainan ang haing consulta,
kaya't nang maharap sa poong monarca
inamin ang kaniyang nasa't pinipita.

Dapuwa't ang hatol ay kaya naganap
dahilan sa aming sulsol at pag-upat,
kaya naman gayo'y tantong kasabuwat
kami nang princesa noong panunukab.

Ang wika ni Dionis mañga tawong hangal
sa bagay kayo ang nagsilbing tulay,
ano hindî n'nyo kaya napagbulay
itong huling dapo nang kaparusahan.

Ang ningas nang puso amáng inlib'g
ay aking susubhan nang upang lumamig,
at nagpupumiglas ang hawak na caliz
nitong pagka-uhaw sa dugo't paghitit.

Ano'y nang dumating ang higanting dagok
nang tabak sa liig niyaong balaklot,
halos dî nakuhang masabi ang Jesus
sa sariling dugo ulo'y naaanod

Dinulog si Engras nang haring butihin
siyang siniyasat nang ibang lihim,
sabihin ang tapat nang aking malining
ang binalak ninyong sa dama'y pag-iling.

Itong tinatanong ay tumugong agad
sa pag-udyok namin lalong nakaragdag,
na yaong príncipe tantong di na dapat
makasal sa dama't alangang di hamak.

Kaya't nang mamatay ang haring Alfonso
ginanap na agad ang bagay na ito,
pagka't iniibig nang buong consejo
ang dilag ni Blanca'y makasal sa iyo.

Nasa nang princesa'y walang di nangyari
bakit siyang hangad nitong presidente,
ang loob nang reino y sariling-sarili
sa balang mahinging pagbawi nang puri.

Anong di pag-ganap sa anumang ola
kami'y purong-purong umayon kay Blanca,
paanong paglitaw kaya niyaong dama
sa winikang yao'y tinabig pagdaka.

Anupa't natapos ang lahat nang sukab
sa gali't nang hari nag-utos na agad,
huwag palibanin Dionis ay lumakad
ikaw ay pumasok sa Navarrang ciudad.

Turan mo ang aking mahigpit na bilin
ang buhay nang iná siyang sinisingil,
na pinagliluhan nang princesang taksil
pinatay sa inggit dahil sa pag-giliw

Niyakap ang amá nitong bunsong liyag
gayon din ang kaka at saka lumakad,
iwan ang pag-alis at ang ipahayag
ang princesa Blanca naamis ang palad.

Humarap sa amá at saka nagsay-say
nang tanang nasapit sa bayang Portugal,
kungdî mo iganti't ibawi nang dangal
ako ay sariling magpapakamatay.

Tingnan mo kung sukat maatim nang dibdib
paghabag sa aking puri at paglait,
nang sunduin dito'y sanhi sa pag-ibig
saka nang dumating hiya ang nakamit.

Ang sabi sa iyo at mahigpit na bilin
kung ako'y sumapit doo'y kakasalin,
ay amá kong poon ang príncipeng taksil
ang naging panagot may iba nang giliw.

Tingnan mo kungdî purong kahihiyan
ang pag-aasawang aking pinaglakbay,
sa sumbong nang anák ang haring marangal
nagdoop ang galit at kusang naglatang.

Tinawag ang isang general sa ciudad
sa taga Portugal ngayon di'y humarap,
turan mong ihanda ang ukol at bayad
sa puring linait nang bunso kong anák.

Ang iyong ibaling h nihingi ngayon
ang ulo nang lilong príncipe Nicanor,
kungdî papayagan sila'y malilipol
magbigla ka't huwag na maghantong hantong.

Dî pa nalalayo ang pinagbilinan
si Dionis ay siyang pagdating sa bayan,
humarap sa hari't nagbigay nang galang
bating iginawad tapos na ang tanan.

Namaang ang hari sa ipinahayag
agad pinaupo't saka siniyasat,
anong bagay ngayon itong hinahangad
turan mo't nang akin ngayong matalastas.

Ang tugon ni Dionis ang bató nang tapang
na haring Nicanor sa bayang Portugal,
ang siyang nagbilin singilin ang utang
nang anák mong lilo't princesang sukaban.

Isang kataksilang ginawa ni Blanca
pag alis nang buhay nang butihing dama,
at kung ipalit man ang buong Navarra
alangan dî hamak itumbas kay Iná

Masdan mo sa Langit at nahahalata
sigabo nang madlang dusang nagbabala,
hindî malilìban at agad daragsa
dito sa reino mo ang gayong sakuna.

Hindî mahuhupa ang mabisang unos
nang pagpasakit sa lahat mong sakop,
hanggang dî malipol kayo at maubos
nang mad'at maraming dalitang lulusob.

Walang makikita ang lahat mong kawal
kungdî purong-purong kamataya't hukay,
dahilan sa isang nasang katakseilan
ni Blanca mong anák na di na nagnilay.

Kaya pag-isipin ang gagawing dapat
pag-ampa't sa gayong lagablab nang ningas,
ang tugon nang hari hayo na't igayak
nang taga Portugal ang pakikilamas.

Marahil kung aking pag-isipin ngayon
sugong embajada'y umabot na roon,
ang bilin sa kaniya'y kusang ipabangon
ang puri ni Blanca't nang di mangalipol.

Ibangon ang puri ang tugon ni Dionis
walang kaliwagan ihandog nang caliz,
ako'y paalam na't nang di lumalawig
ang usapang ito'y walang masasapit.

Dito'y tigilan ko at ang ipagsulit
sa haring Nicanor nang doo'y dumating,
yaong embajadang sa Navarra'y galing
ganito ang nasa niyang hinihiling.

Iyong pag-is'pin mabunying monarca
ang ukol na bayad sa puri ni Blanca,
nang hindi sa luha at buntong hininga
mangamatay kayo't tabunan nang dusa.

At bukod sa rito ay huwag iliban
ulo ni Nicanor ay kusang ialay,
nang hindi ang reino'y magkaramay-ramay
matupok sa alab niyaong kagalitan.

Pagka't ang príncipe ang siyang humabag
siya rin ang nasa ngayong makabayad,
nang di na abutin nang ganitong hirap
ang lahat nang tawo sa loob nang ciudad.

Kaya nagpabilin nang ganitong bagay
dahilan sa puring dito ay hinalay,
upang kung ang hiya nila ay matakpan
ang poot na hawak naman ay masubhan.

Kapagnangũsap kang muli nang anuman
aabutin kana nitong kamatayan,
anyong magtindig nagkataon naman
pagdulog ni Dionis sa haring marangal.

Sinabi ang sagot nang taga Navarra
ayon sa pagbawi nang puri ni Blanca,
hindi malalao't darating ang sigwa
nang ako'y umalis sila ay handa na.

Ang wika ni Flor kung gayon ang sulit
niyaong mga lilong susukba sa sakit,
embajada'y hayo't sa hari isulit
manga buhay ninyong tuntong na sa guhit.

Umalis na agad yaong embajada.
gumayak ang reino sa pakikibaka,
lahat nang soldado'y inihanay nila
sa kuta at mook nang buong moralla.

Tatlong mag-aamá y lumuwal sa bayan
dala'y ejercitong nagsisipagdiwang,
ang sigaw nang tawo'y pilit na lulutang
ang taga Navarra sa ikamamatay.

Gumawa nang real sa labas nang reino
pinapagpahinga ang manga soldado,
noon di'y dumating ang dakilang hukbo
si Blanca ang siyang nauna sa kampo

Ang wika nang hari bunying si Nicanor
anong hangad ninyo manga lilo't pusong.
ang sagot ni Blanca ang puri ko ngayon
ang tangang sandata'y siyang magbabangon.

At ang sinisingil na buhay nang dama
narito sa dulo nang aking espada,
ang tugon ni Dionis pagsisi nang sala
at ito ang wakas nang tangang hininga.

Agad nang naglamas ang dalawang hukbo
nagdilim ang parang sa patay na tawo,
walang tagang hindi nag-alay sa mundo
niyaong kamatayan nang alin ma't sino.

Itong amáng hari nang princesang mahal
siyang lumaginlin sa taga Portugal,
mamasdan ni Dionis ang gayong pagpatay
hindi pinaigtad nang dalawang hakbang.

Sa lakas nang taga nitong pagngingit-ngit
ang buhay nang hari agad na napatid,
sampu nang princesang anák niyang ibig.
nagkaramay-ramay sa tinamong sakit.

Tungkol kay Nicanor sa balitang ito
tanang generales niyaong ejercito,
at si Peña-flor ang buong soldado
siya ang lumalag patay sa kampo

Nang sila'y wala nang masingil nang utang
nag-utos ang hari tipunin ang kawal,
at ipinalibing ang lahat nang patay.
ginamot ang madlang nakitang sugatan.

Maganap ang gayon matapos ang guerra
hinanap nang hari ang Ilong si Blanca,
tangkang sisingilin nang makita niya
naroon ang bangkay at nakabayad na.

Nuwi sa palaciong nagsisipagdiwang
ang di magkasundong lakas nang sigawan,
vivang saglit saglit mabuhay-mabuhay
ang haring Nicanor sa bayang Portugal.

Anupa't sa gulo nang tuwang sumapit
hindi magkamayaw ang lugod sa dibdib,
halos munting-munting hindi na napatid
muli't muling sigaw nang lahat nang kabig.

Nang matapos nang malaking gulo
munting napayapa ang ingay nang tawo,
naglagay ang hari sa bayang tinalo
isang presidente huhusay nang reino.

Sapagka at yaong manga bunsong iyag
di pa tumutungtong sa guhit nang edad,
at yari sa loob ang dalawang ciudad
kusang hahatiin sa naturang anák,

Itong interinong halal nang monarka
nang siya'y dumating sa bayang Navarra,
malaki ang lugod nang tawong lahat na
sa mabuting loob nang pakikisama.

Walang maipula ang buong sang reino
sa pagpapasunod nitong haring bago,
si Nicanor naman sa madlang consejo
walang ikalawang magmahal sa mundo.
Ito'y siyang hangat bilang na
nang kahabag-habag nang buhay ni Inés,
kung ako ma'y kulang sa nakayang isip
punan ninyo't hintin ang ganti sa Langit.

## ISANG DAING NA DAPAT SA MANGA BABAI.

O tumpahang nasat uliran nang hinhin
Langit na umakay nang aking pananim,
bunga nang tuwa kung sa yapak mo'y hain
di kaya matanggap kahi't sanglang tingin.
Namnamin mo nawa't kipkipin sa sulyap
ang apdong mapait nang tinawag-tawag,
at bilhin kung kahi't murang pasalamat
ang lako kong hiya't may halagang hirap.
Yayamang sa kapos na tawad mo'y labis
mabili ang aking kalakal na sakit,
at sa puhunan ma'y di pa makasulit
pakitunguhan mo lamang ang pag-ibig
At di ko na hangad ang makinabang pa
kung malulugami rin sa titig nang matá,
sukat na ang ako'y maturang suminta
Langit kang sambahin nang aking pag-asa.

Di ko na ninasang mapakyaw ang lako
kung tatawaran din nang pagbiling biro,
lalo na't kung dating mapaglarong puso
ang kahihinatna'y magkukuling tanto.

Ititigil ko na ang larong pighati
yamang tinawaran nang biling aglahi,
kang̃ino mang puso'y di ipatiting̃i
unang nakitung̃o't upang manatili.

## KATAPUSAN




TEL. 3099

# Imp. at Lib. ni P. Sayo Balo ni Soriano

*Rosario* 225 *Binundok, Tel.* 8099 *S. Fernando* 1008
*Azcarraga* 552, *Tundo, Maynila.*

**Ipinagbibilí sa manga LIBRERIANG ito ang manga sumusunod na aklat sa wikang tagalog:**

Buhay ni Aladino
, , Alejandro at D. Luis
, , Almanzor
, , Arturo, Lauro at Rosalio
, , Amang si Jesus
, , Abecidario
, , Adan at ni Eva
, , Baldovino
, , Beatriz
, , Beata Maria
, , Bernardo Carpio
, , Bertong Laseng
, , Blanca Flor
, , Babaying Samaritana
, , Cabayong Tabla
, , Colira
, , Conde Urbano
, , Cricilda
, , Dama Inés
, , Dilubio Universal
, , D.a Marcela
, , D. Maria sa Ahas
, , Doce Pares
, , Dr. Jose Rizal
, , Dr. Jose Burgos
, , Dr. Diego at D.a Juana
, , Doncella Teodora
, , Diego de Marcilla
, , Edmundo
, , Eliceo at ni Feliza
, , Eliseo at Hortensio
, , Esopo
, , Emilio
, , Eelizardo
, , Fieles Amantes
, , Florante at Laura
, , Florentina
, , Floriño
, , Gonzalo de Cordova

Buhay ni Gunlas
, , Graciano at ni Gaudencio
, , Huaran ng kalinisan ng puri
, , Haring Asuero
, , , Calabaza
, , , Saul at David
, , , Salomon
, , Ibong Adarna
, , Isabela
, , Jacobina
, , Jaime del Prado
, , Jose Vendido
, , Margarita de Kortona
, , Dalawangpu at dalawang Kuwento
, , Pagkaguho ng Troya
, , Haring Clodoveo
, , Totlong Personas
, , Jose Flores
, , Juan Bachiller
, , Juan at Maria
, , Juan Patay
, , Juan Tiñoso
, , Juan Tamad
, , Juan Labuyo
, , Leopoldo
, , Ludovico
, , Landas na tuntunin
, , Ligaya sa lanigt at Mundo
, , Manrique
, , Maria Merced
, , Rodolfo
, , Rodrigo de Villas
, , Tablante de Ricamonte
, , Tomas at Maria
, , Totoo at sinungaling
, , Urbana at ni Feliza
, , Villarba